

# THE FEAST OF THE CONVERSION OF SAINT PAUL, APOSTLE

## Patron Saint of missionaries, evangelists, writers and public workers

**In the long history of the Church no conversion has been more consequential than St. Paul's. Paul had not been ambivalent toward the Church before he converted. He had actively persecuted it, even throwing rocks at the head of St. Stephen, in all likelihood. But he changed, or God changed him, on one particular night. And on that night Christianity changed too. And when the course of Christianity changed, the world changed. It is difficult to overemphasize the impact of today's feast.**

**One way to think about the significance of an event, whether big small, is to consider what things would be like if the event had never occurred. This is the premise behind the movie "It's a Wonderful Life." You compare actual life with a hypothetical "what if" alternative scenario. What if St. Paul had remained a zealous jew? What if he had never converted? Never wrote one letter? Never travelled the seas on missionary voyages? It can safely be assumed that the world itself, not just the Church, would look different than it does today. Perhaps Christianity would have remained confined to Palestine for many more centuries before breaking out into wider Europe. Maybe Christianity would have taken a right turn instead of a left, and all of China and India would be as culturally Catholic as Europe is today. It's impossible to say. But the global scale of the effects of Paul's conversion speak to the significance of his conversion.**

**Some conversions are dramatic, some are boring. Some are instantaneous, some are gradual. Augustine heard a boy in a garden repeating "Take and Read" and knew the time had come. Saint Francis of Assisi heard Christ say from the cross "Rebuild My Church" and responded with his life. Dr. Bernard Nathanson, the father of abortion in the United States, renounced, repudiated, and repented of his life's work and searched for a real Church to forgive his real sins. He ultimately bowed his head to receive the waters of baptism.**

**The details of Paul's conversion are well known. He was thrown from his horse on the road to Damascus (except that Acts makes no mention of a horse). Maybe he just fell down while walking. While stunned on the ground Paul heard the voice of Jesus: "Why are you persecuting me?" Not "Why are you persecuting my followers." Jesus and the Church are clearly one. To persecute the Church is to persecute Christ. Jesus is the head and the Church is his body. Paul did not convert to loving Jesus and say that the Church was just an accidental human construct that blocked him from the Lord. No, of course not. He believed what right minded Catholics have believed for centuries and still believe today. To love Jesus is to love the Church and vice versa. It is impossible to love the Lord while disregarding the historical reality of how the Lord is communicated to us. The Church is not just a vehicle to carry God's revelation. The Church is actually part of God's revelation.**

**Paul's conversion teaches us that when Jesus come to us, He doesn't come alone. He comes with His angels, saints, priests, and bishops. He comes with Mary, the sacraments, doctrine, and devotions. He comes with the Church because he and the Church are one. And when we go to the Lord we don't go alone either. We go as members of a Church into whose mystical body we were baptized. Thus St. Paul heard from God Himself, and thus we believe today.**

***St. Paul, we ask your openness to conversion when we hear the Lord speak to us as He spoke to you. Assist us in responding with great faith to every invitation we receive to love the Lord more fully, to know Him more deeply, and to spread his word more broadly to those who need it.***

**MYCATHOLIC.LIFE**

**Ika-25 ng Enero, Linggo I**

# KAPISTAHAN NG PAGBABAGONG-BUHAY NI APOSTOL SAN PABLO

**Panalangin Sa Umaga**

## PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

## PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Halina't ang Panginoon ay ating awitan; papurihan ang batong kublihan nati't lakas.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

**AWIT**

Sa araw na ito, ang una sa mga araw,
Ang Amang Manlilikha ay ating papurihan.
Panginoon siya na sa lahat ay lumalang,
Gumawa sa daigdig mula sa kadiliman.

Sa araw na ito, nagtagumpay ang D'yos Anak
Laban sa kamatayang umalipin sa lahat
Upang ang mga tao ay mabuhay na ganap.
Inialay ang sarili't tinanggap ang pahirap.

Sa araw na ito, Espiritu ay dumatal,
Kaloob sa mga tao'y pawang pagmamahal.
Mapagpalang liwanag ang tangi naming dasal
Araw nami'y papayapa at magiging banal.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Sa pagdating ng umaga, ikaw O Diyos, ang hanap upang sa araw na ito'y aking maging lakas.

**Salmo 63:2-9**

*(Ang kaluluwang uhaw sa Diyos)*

O Diyos, ikaw ang aking Diyos na lagi kong hinahanap,
Ang uhaw kong kaluluwa'y tanging ikaw yaong hangad;
Para akong tuyong lupa na tubig ang siyang lunas.
Bayaan mong sa santwaryo, sa lugar na dakong banal,
Ikaw roo'y mamasdan ko, sa likas mong karangalan.

Ang wagas na pag-ibig mo'y mahigit pa kaysa buhay,
Kaya ako'y magpupuri't ikaw ang pag-uukulan.
Habang ako'y nabubuhay, ako'y magpapasalamat,
At ako ay dadalangin na kamay ko'y nakataas.
Itong aking kaluluwa'y kakaing may kasiyahan,
Magagalak na umawit ng papuring iaalay.

Laman ka ng gunita ko samantalang nahihimlay,
Magdamag na ang palaging iniisip ko ay ikaw;
Pagkat ikaw sa tuwina ang katulong na malapit,
Sa lilim ng iyong pakpak galak akong umaawit.
Itong aking kaluluwa'y sa iyo lang nanghahawak,
Pagkat ako kung hawak mo, kaligtasa'y natitiyak.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Sa pagdating ng umaga, ikaw O Diyos, ang hanap upang sa araw na ito'y aking maging lakas.

**Antipona 2:** Sa gitna ng apoy, ang tatlong binatilyo'y sumigaw nang nagkakaisang tinig: Diyos ay papurihan.

**Awit: Daniel 3:57-88, 56**

*(Purihin nawa ang Diyos ng lahat ng nilalang)*

Purihin ninyo ang Panginoon, kayong lahat na mga nilikha,
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, kayong lahat, mga kalangitan;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, kayong lahat, mga anghel ng Panginoon,
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, kayong lahat, mga tubig sa ibabaw ng langit;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, kayong lahat na bumubuo ng kanyang hukbo;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, araw at buwan;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga bituin sa langit;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.

Purihin ninyo ang Panginoon, mga ulan at hamog;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, lahat ng hanging umiihip sa sandaigdigan;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, apoy at init;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, nakapapasong init at matinding lamig;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga hamog at niyebeng nalalaglag;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga araw at mga gabi;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, liwanag at kadiliman;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, graniso at ginaw;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, yelo at niyebe;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga kidlat at mga ulap;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.

O lupa, dakilain ang Panginoon;

Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga bundok at mga burol;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, lahat ng tumutubo sa lupa;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga dagat at mga ilog;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga bukal ng tubig;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga balyena at lahat ng nilikhang nasa tubig;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, lahat ng ibon sa himpapawid;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga kawan at mga maiilap na hayop;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Lahat ng tao sa daigdig, purihin ninyo ang Panginoon;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.

Purihin ninyo ang Panginoon, bansang Israel;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga saserdote ng Diyos;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, mga lingcod ng Panginoon;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, kayong lahat na mga tapat;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, lahat ng banal at mababang-Ioob;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ninyo ang Panginoon, Ananias, Azarias at Misael;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.

Pagpalain ang Ama at Anak at Espiritu Santo;
Awitan siya ng papuri at dakilain magpakailanman.
Purihin ka sa buong sangkalangitan;
Karapat-dapat kang awitan at dakilain magpakailanman.

*(Hindi dadasalin ang 'Papuri sa Ama at…')*

**Antipona 2:** Sa gitna ng apoy, ang tatlong binatilyo'y sumigaw nang nagkakaisang tinig: Diyos ay papurihan.

**Antipona 3:** Magalak nawa ang Sion dahil sa kanyang hari.

**Salmo 149**

*(Ang galak ng banal na bayan ng Diyos)*

Purihin ang PANGINOON!
O ang PANGINOON ay purihin, awitan ng bagong awit,
Purihin sa pagtitipon ng tapat sa pananalig.
Magalak ka, O Israel, dahilan sa Manlilikha;
Dahilan sa iyong hari, ikaw Sion ay matuwa.
Purihin sa pagsasayaw, purihin ang kanyang ngalan;
Alpa't tambol ay tugtugin, at siya ay papurihan.

Ang PANGINOON ay nagagalak sa kanyang mga hirang,
Sa nangagpapakumbaba'y tagumpay ang ibibigay.
Sa tagumpay na natamo, magalak ang mga hirang,
Sa kanilang pagpipista ay magsaya't mag-awitan.
Sa pagpuri sa Panginoon, ay bayaang magsigawan
Na taglay ang matatalim na sundang sa mga kamay,

Upang yaong mga bansang nagmalabis ay gantihan,
At bigyan ang mamamayan ng parusang kailangan.
Sa ganito, ang kanilang mga hari'y papangawan,
At ang mga pangunahin ay kadenang yaring bakal.
Sang-ayon sa utos ng Diyos, mga bansa'y magdurusa;
Ang tatanggap ng tagumpay, ay ang mga hirang niya.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Magalak nawa ang Sion dahil sa kanyang hari.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Gawa 26: 16-18)*

Nagpakita ako sa iyo upang italaga ka bilang aking lingkod at magpatotoo tungkol sa mga nakita mo ngayon at sa mga ipapakita ko pa sa iyo. Ililigtas kita mula sa mga kababayan mong Judio at gayundin sa mga Hentil kung saan kita isusugo. Imumulat mo ang kanilang mga mata, ibabalik sila sa kaliwanagan mula sa kadiliman, ililigtas sila sa kapangyarihan ni Satanas at ibabalik sa Diyos. At sa pamamagitan ng pananampalataya nila sa akin, sila'y patatawarin sa kanilang mga kasalanan at mabibigyan ng lugar kasama ng mga taong ginawang banal ng Diyos.'"

## TUGUNAN

**Kristo, Anak ng Diyos na buhay, kaawaan mo kami.**
— Kristo, Anak ng Diyos na buhay, kaawaan mo kami.

**Nakaluklok ka sa kanan ng Ama,**
— kaawaan mo kami.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Kristo, Anak ng Diyos na buhay, kaawaan mo kami.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** "Halikayo, sumunod kayo sa akin," wika ng Panginoon "at gagawin ko kayong mamamalakaya ng mga tao."

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Si Kristo ang araw na hindi lumulubog, ang tunay na ilaw na nagliliwanag sa bawat nilalang, tumawag tayo sa kanya nang may papuri:**

*Panginoon, ikaw ang aming buhay at kaligtasan.*

Lumikha ng mga bituin, pinasasalamatan ka namin sa iyong biyaya, ang unang sinag ng bukang- liwayway
— at inaalala namin ang iyong pagkabuhay.

Turuan nawa kami ng Espiritu Santo na gawin sa araw
— na ito ang iyong kalooban, at lagi nawang ang Karunungan mo ang gumabay sa amin.

Pagkalooban mo kami bawat Linggo ng kagalakan sa pagtitipon namin bilang iyong bayan,
— na nagkakaisa sa hapag ng iyong salita at iyong katawan.

Mula sa aming puso, nagpapasalamat kami sa iyo,
— dahil sa di mabilang na mga pagpapala mo.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama naming makapangyarihan,**
**tinuruan mo ang sanlibutan sa pangangaral**
**ni APOSTOL SAN PABLO.**
**Ipagkaloob mong sa aming pagdiriwang ngayon**
**ng kanyang pagbabagong-buhay**
**kaming mga nagsisikap magbago**
**para makadulog sa iyo**
**sa tulong ng kanyang halimbawa**
**ay maging mga saksi nawa**
**ng iyong katotohanang maaasahan sa daigdig na ito**
**sa pamamagitan ni Hesukristo**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalangin sa Takipsilim

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

O Kristo, ikaw ang aming liwanag at araw;
Sadyang pumapalis sa gabi at kadiliman.
O araw ng Diyos na may walang hanggang sinag;
May pangako ang bukas sa dulot na liwanag.

Ngayong dumating na, anino ng takipsilim,
Sa 'yo ay dumudulog, dinggin ang panalangin.
Mapayapang gabi'y amin nawang tamasahin
Hanggang kinabukasa'y dumatal at magising.

Alalahanin kaming mga abang nilalang,
Lumalapit ngayong may taglay na kahilingan:
Ang makapiling sana ay tanging ikaw lamang,
Sapat nang gantimpalang di maaring tumbasan.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Palalawakin ng Panginoon ang kanyang lupain mula sa Sion; at maghahari siya magpakailanman.

**Salmo 110:1-5, 7**

*(Ang Mesiyas, hari at pari)*

Sinabi ng PANGINOON,
Sa Hari ko't PANGINOON,
"Maupo ka sa kanan ko,
Hanggang ang kaaway mo
Ay lubos na mapasuko, pagkat iyong matatalo."

Magmula sa dakong Sion,
Ay palalawakin niya ang lupaing iyong sakop;
"At lahat ng kaaway mo'y
Sakupin at pagharian," gayon ang kanyang utos.

Sasamahan ka ng madla,
Kung dumating ang panahong lusubin ka ng kaaway;
Magmula sa mga bundok,
Lalabas at sasamahan ka ng mga kabataan.

Ang PANGINOON ay may pangako
Na ito'y tiyak mangyayari, ganito ang kanyang saysay:
"Katulad ni Melquisedec,
Gagawin kang saserdote, na hindi na wawakasan."

Ang PANGINOON ay naroroong
Nakaupo sa kanan mo, at pag siya ay nagalit,
Ang lahat ng mga hari ay tiyak na malulupig.

Sa batis sa lansangan,
Itong hari ay iinom, at sisigla ang katawan;
Sa lakas na tataglayin, matatamo ang tagumpay.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Palalawakin ng Panginoon ang kanyang lupain mula sa Sion; at maghahari siya magpakailanman.

**Antipona 2:** Nayanig ang kalaliman ng lupa sa harap ng kadakilaan ng iyong mukha.

**Salmo 114**

*(Iniligtas ang mga Israelita sa pagkaalipin ng Egipto)*

Ang bayang Israel
Sa bansang Egipto'y doon inilabas,
Nang ang lahing ito
Sa bansang dayuhan ay pawang lumikas;
Magmula na noon
Ang lupaing Juda'y naging dakong banal,
At yaong Israel
Ginawa ng Diyos na sariling bayan.

Ang Dagat ng Tambo,
Nang ito'y makita, ay tumakas na rin,
Magkabilang panig
Ng ilog ng Jordan, noon ay humimpil.
Maging mga bundok,
Katulad ng tupa, ay pawang nanginig,
Pati mga burol,
Nanginig na parang tupang maliliit.

Ano ang nangyari,
At ikaw, O dagat, wala nang daluyan?
Ikaw naman, Jordan,
Bakit ang tubig mo'y hindi na dumaloy?
Kayong mga bundok,
Nanginginig kayong tupa ang kapara,
At ang mga burol;
Natakot na parang maliit na tupa?

Ikaw, O daigdig,
Ngayon ay manginig sa harap ng Diyos,
Dapat kang matakot
Sapagkat darating ang Diyos ni Jacob.
Siyang sa dalisdis
Ay nagpapabukal ng saganang tubig,
At magmula roon
Ang tubig na ito ay magiging batis.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Nayanig ang kalaliman ng lupa sa harap ng kadakilaan ng iyong mukha.

**Antipona 3:** Sa iyo ang lahat ng kapangyarihan, Panginoong Diyos na walang hanggan.

**Awit: Pahayag 19:1-7**

*(Ang kasal ng Kordero)*

Purihin ang PANGINOON!
Ang pagliligtas, ang karangalan,
At ang kapangyarihan ay tanging sa Diyos!
Matuwid at tama ang kanyang hatol!
Purihin ang PANGINOON!

Purihin ang PANGINOON!
Purihin ninyo ang ating Diyos,
Kayong lahat na mga lingkod niya,
Maging dakila at hamak,
Kayong may banal na takot sa kanya!
Purihin ang PANGINOON!

Purihin ang PANGINOON!
Sapagkat naghahari ang Panginoon,
Ang ating Diyos na Makapangyarihan sa lahat!
Dapat tayong magalak at magsaya.
Purihin ang PANGINOON!

Purihin ang PANGINOON!
Purihin natin ang kadakilaan niya
Dahil sa nalalapit na kasal ng Kordero.
Nakahanda na ang kasintahang babae.
Purihin ang PANGINOON!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Sa iyo ang lahat ng kapangyarihan, Panginoong Diyos na walang hanggan.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Cor 15:9-10)*

Sapagkat ako ang pinakahamak sa mga apostol; ni hindi nga ako karapat-dapat tawaging isang apostol, sapagkat inusig ko ang iglesya ng Diyos. Ngunit dahil sa kagandahang-loob niya, ako'y naging isang apostol, at hindi naman nawalan ng kabuluhan ang kaloob niyang ito sa akin. Katunayan, nagpagal ako nang higit kaysa sinuman sa kanila, subalit hindi ito dahil sa sarili kong kakayahan kundi dahil sa kagandahang-loob ng Diyos na nasa akin.

## TUGUNAN

**Ipinahahayag ng sangnilikha ang dakila mong kaluwalhatian.**
– Ipinahahayag ng sangnilikha ang dakila mong kaluwalhatian.

**Walang hanggang pupurihin,**
– ang dakila mong kaluwalhatian.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
– Ipinahahayag ng sangnilikha ang dakila mong kaluwalhatian.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** Sumasaakin ang Espiritu ng Panginoon, sapagkat hinirang niya ako upang ipangaral sa mga dukha ang Mabuting Balita.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.
Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Si Kristong Panginoon ang ating pangulo, tayo ang kanyang kasama. Dumulog tayo sa kanya nang may kagalakan:**

*Panginoon, mapasa amin ang kaharian mo.*

O Kristong Manunubos, tulutan mong maging malinaw na sagisag ng pagkakabuklod ng sangkatauhan ang iyong Simbahan,
— gawin siyang mabisang sakramento na magliligtas sa lahat ng tao.

Sa iyong pakikipiling, gabayan ang mga obispo, kaisa ng Santo Papa,
— pagkalooban sila ng biyaya ng pag-ibig, kapayapaan at pagkakaisa.

Pagbuklurin sa iyo ang lahat ng mga Kristiyano, bilang aming banal na Pinuno,
— akayin silang ipahayag ang iyong kaharian sa pamamagitan ng pagsaksi sa kanilang buhay.

Gawaran ng kapayapaan ang sandaigdigan,
— sumagana nawa ang bawat bayan sa katarungan at katiwasayan.

Gawaran ang mga yumao ng kaluwalhatian ng pagkabuhay,
— at makihati nawa kami sa kanilang kaligayahan.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama naming makapangyarihan,**
**tinuruan mo ang sanlibutan sa pangangaral**
**ni APOSTOL SAN PABLO.**
**Ipagkaloob mong sa aming pagdiriwang ngayon**
**ng kanyang pagbabagong-buhay**
**kaming mga nagsisikap magbago**
**para makadulog sa iyo**
**sa tulong ng kanyang halimbawa**
**ay maging mga saksi nawa**
**ng iyong katotohanang maaasahan sa daigdig na ito**
**sa pamamagitan ni Hesukristo**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Kristo, ikaw lamang liwanag at ang araw
Na pumapawi sa gabi at kadiliman.
Ikaw ang nagniningning na Araw ng Maykapal,
Katuparan ng pagtubos sa sangkatauhan.

Alalahanin kaming mga abang nilalang,
Panginoon, kami nawa ay iyong pakinggan.
Hiling ay manahan ka sa aming pagkahimlay
Hanggang sa paggising sa pagbubukang-liwayway.

**Antipona:** Ang gabi'y di nagdudulot sa akin ng takot sapagkat ako'y nahihimlay sa pagtangkilik ng Diyos.

**Salmo 91**

*(Ligtas sa mapagkupkop na kalinga ng Diyos)*

Siyang naghahangad ng pagkupkop ng Kataas-taasan,
At nananatili sa kalinga niyong Makapangyarihan;
Makapagsasabi sa kanyang PANGINOON:
"Muog ka't tahanan,
Ikaw ang aking Diyos, ang Diyos na tangi kong pinagtiwalaan."

Ika'y ililigtas niya sa panganib, sa umang na bitag,
At kahit ano mang mabigat na salot di ka magdaranas.
Lulukuban niya sa lilim ng kanyang malabay na pakpak,
Sa kalinga niya ay natitiyak mo na ikaw ay ligtas.

Iingatan niya't ipagsasanggalang, pagkat siya'y tapat.
Pagsapit ng gabi, di ka matatakot sa anumang bagay,
Maging sa gagawing biglaang paglusob pagsapit ng araw.
Ni sa ano pa mang darating na salot pagkagat ng dilim,
Di ka matatakot sa kasamaan mang araw kung dumating.

Kahit na mabuwal sa iyong harapan ang sanlibong tao,
Sa iyong paligid ang bilang ng patay maging sampung libo;
Di ka matatakot, at natitiyak mong di ka maaano.

Ika'y nagmamasid at sa panonood iyong mamamasdan,
Yaong masasama ay makikita mong pinarurusahan.
Sapagkat ang PANGINOON ang iyong ginawang tagapagsanggalang,
At ang pinili mong mag-iingat sa 'yo'y Kataas-taasan,

Di mo aabuting ikaw'y mapahamak, at walang daratal
Kahit anong uring mga paghihirap sa iyong tahanan.
Susuguin niya ang maraming anghel, sila'ng susubaybay,
Kahit saang dako ikaw maparoon, tiyak iingatan.
Sa kanilang palad ay itatayo ka't, sila'ng magtataas
Nang hindi masaktan ang mga paa mo sa batong matalas.
Kahit ang tapakan mo ay mga leon, ahas na mabagsik,
Di ka maaano sa mga serpiyente't leong mababangis.

Ang sabi ng Diyos, "Aking ililigtas ang tapat sa akin,
At iingatan ko ang sinumang taong ako'y kikilanlin.
Pag sila'y tumawag, laging handa ako na sila'y pakinggan,
Aking sasamahan at kung may hilahil ay sasaklolohan;
Aking ililigtas at ang bawat isa ay pararangalan.

Sila'y bibigyan ko't gagantimpalaan ng mahabang buhay,
At nakatitiyak na ang tatamuhin nila'y kaligtasan!"

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona:** Ang gabi'y di nagdudulot sa akin ng takot sapagkat ako'y nahihimlay sa pagtangkilik ng Diyos.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Pahayag 22:4-5)*

Makikita nila ang kanyang mukha, at masusulat sa kanilang noo ang kanyang pangalan. Doo'y walang gabi, at hindi na sila mangangailangan ng mga ilawan o ng liwanag ng araw, pagkat ang Panginoong Diyos ang magiging ilaw nila, at maghahari sila magpakailanman.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon,**
**ipinagdiwang namin ngayon**
**ang misteryo ng pagbangon ni Kristo**
**sa isang bagong buhay.**
**Makapahinga nawa kami sa iyong kapayapaan,**
**na ligtas sa lahat ng sa ami'y maaaring magpahamak**
**at bumangon muli kaming masigla at puno ng galak**
**upang purihin ka sa buong maghapon at magdamag.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan**
**ni Kristong aming Panginoon.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay. Amen.